


Produksiyon
ng
Manila
Metropolitan Theater

Primyer ng
**'ANG PALABAS BUKAS'**
**Isang Pilipino Musikal**

Libreto ni
Bien Lumbera
Musika ni
Lucio San Pedro
Direksiyon ni
Tony Mabesa

**Para sa buong pamilya!**

Set:
Salvador Bernal
Ilaw:
Teddy Hilado
[illegible]w:
Tony Llacer
Kasuotan:
Cesar Cervantes

# 'ANG PALABAS BUKAS'

Tampok sina

NOEMI MANIKAN-GOMEZ
VLADIMIR VALERA
JAY VALENCIA-GLORIOSO
GAMALIEL VIRAY
LULU FRANCISCO
MINDA AZARCON

Tampok din sina

BEHN CERVANTES
ANGIE FERRO
RENE REQUIESTAS

TIKET: P5, 7.50, P10, P1[illegible]

SA MANILA METROPOLITAN THEATER
LIWASANG BONIFACIO

MARSO 8, 9, 10 — 7:30 N.G.
10 & 11 — 2:00 N.H.
MARSO 22, 23, 24 — 7:30 N.G.
24 & 25 — 2:00 N.H.

Ang palabas bukas
Ang palabas ngayon
Bukas ang palabas
Palabas kahapon.



*"Natatanging layunin ng teatrong ito ang pangin-babawin ang totoo, ang mabuti at ang maganda sa Pilipino sa Metro Manila"*

**IMELDA ROMUALDEZ MARCOS**
UNANG GINANG
at
GOBERNADOR ng METRO MANILA

# PILIPINO MUSIKAL '79

Maging noong bago magkadigmaang *Metropolitan Theater* ay kilala na bilang isang tanghalan na kung saan ang madla ay makapanunood ng mga pagtatanghal na puno ng sayawan at kantahan. Noong mga panahong yaon, dinumog ng ka-Maynilaan ang mga *zarzuela.* Isa na nga rito ay ang Ang Aking Ina na sinulat at pinamahalaan ng tampok rin nitong bituwin, ang reyna mismo ng *zarzuela* na si Atang de la Rama.

Mangyari pa. Ang Pilipino ay likas na magustuhin sa musika't tugtugin. Awit at sayaw ang nakaaaliw sa kanya. Dahilan rito ang bagong *Manila Metropolitan Theater* ay nagnanais na ipagpatuloy ang masayahing tradisyon na ito ng tanghalan.

*Zarzuela* noon. Pilipino Musikal ngayon. Mga dulang puno ng sayawan, tugtugan at awitan. Tumatalakay sa mga tema o suliraning Pilipino at pangkasalukuyan.

Para sa taong ito ang *Metropolitan* ay naghahanda ng limang Pilipino Musikal. Bukod sa unang handog nito, Ang Palabas Bukas (libreto ni Bienvenido Lumbera, musika ni Lucio San Pedro), mapapanood rin ang mga sumusunod: Ang Kiri (Servando de los Angeles/Leon Ignacio); Anak ng Dagat (Patricio Mariano/Lucio San Pedro); Ms. Philippines (Isagani Cruz/Rey Paguio); at Vod-A-Vil (Nic Tiongson/Francis Dandan).

Bumabalik ang masayahing tanghalan sa pamamagitan ng Pilipino Musikal '79!

# tampok sina

## NOEMI MANIKAN-GOMEZ

Isa sa may pinakasimpatikang mukha sa tanghalan, si Noemi ayisang lyric soprano at karamihan sa mga nilalabasan niya sa tanghalan ay mga musikal. Nagsimula siya sa St. Paul's College sa produksiyon nitong *Showboat.* Ito ay nasundan pa ng ilan na tulad ng *Halimaw, Paglipas ng Dilim, Kismet, Best of Broadway* at *Trilogy.* Si Noemi ay madalas maanyayahang umawit sa mga piling kumbensiyon 'di lamang dito sa ating bansa kundi maging sa ibayong dagat man. Kamakailan, siya ay isa sa mga napiling kumatawan sa Pilipinas sa ASEAN Exchange of Artists.





**VLADIMIR VALERA**

Si Vladimir ay isang abogado ngunit likas siyang mahilig sa musika. Sa katunayan, siya ay nagsimulang umawit sa gulang na limang tao' Noong 1969 siya ay nagwagi ng isang scholarship sa tinig mula sa Music Promotions Foundation. Naging isa rin siyang iskolar sa tinig ng yumaong Profesor Aurelio Estanislao. Aral rin siya kay Manny Gregorio. Siya ay lumalabas sa mga opera, opereta at zarzuela katulad ng *Amahl and the Night Visitors* kung saan siya gumanap sa papel ni Haring Melchor. Kasapi si Vladimir sa isang bagong tatag na singing group, ang Tribong Pinoy.



**JAY VALENCIA-GLORIOSO**

Isang dating kasapi ng Filipinescas at Dance Theater Philippines, si Jay ay gumaganap sa zarzuela, opera, opereta, dula at mangyari pa sa sayaw. Ilan sa mga ginanapan niya ang mga sumusunod na pagtatanghal: *Ang Puso* at *Kahapon, Ngayon at Bukas* ng Dulaang Babaylan; *Cole Porter, Kismet* at *Merry Widow* ng Manila Symphony Society; at sa mga operang *Madame Butterfly* at *Masquerade.* Naging isang iskolar ng Music Promotions Foundation, siya ay nag-aral ng tinig kay Maesta Isang Tapales.

**GAMALIEL VIRAY**

Sa larangan ng musika malaki ang pangalan ni Gamy, ang baritone na kumukuha sana ng agrikultura ngunit nagtapos naman ng musika sa CEU Conservatory of Music. Isa siya sa mga finalists sa International Classical Singers Competition sa Pransiya at Barselona may dalawang taon nang nakalipas. Siya ay gumaganap sa mga dula, opera, opereta at zarzuela. Ilan sa mga ito ay ang mga sumusunod: *Man from La Mancha, Ang Kiri,* at *Walang Sugat.*





**LULU FRANCISCO**

Isang lyric soprano, ang abogada at PNB COA branch manager na ito ay nag-aral ng musika sa ilalim ng pagtuturo ng yumaong Propesor Aurelio Estanislao. Sa kasalukuyan, si Lulu ay nag-aaral kay Maestra Isang Tapales. Siya ay gumaganap sa mga dula, zarzuela at musikal tulad ng *Merry Widow, Minda Mora, Toreng Garing, Josephine Tatarin, Mame,* atbp. Siya ay kasapi sa katatatag na singing group, ang Tribong Pinoy.



**MINDA AZARCON**

Respetado at kinikilala ang alagad ng musika na ito na isang piyanista, mang-aawit, kompositor, direktor at guro ng musika, Siya ay gumanap na pangunahing papel sa mga klasikang opera na tulad ng *Impressario, Gianni Schicchi, La Boheme,* at gayon din sa zarzuelang *Walang Sugat* Samantala para sa mga musikal na pagtatanghal naman na tulad ng *Fantastiks, Promises, Promises* at *Gypsy,* siya ay naging direktor ng musika at konduktor ng orkestra. Nilapatan niya ng tugtugin ang ilang pelikula na tulad ng *Insiang* at *Tatlong Taon Walang Diyos.*



**RENE REQUIESTAS**

Isa pa lamang baguhan si Rene sa larangan ng pagganap sa tanghalan ngunit kinakikitaan na siya ng husay at talino. Noong nakaraang dalawang taon, si Rene ay sumali sa acting at theater arts workshops ng Dulaang Kabataang Barangay at ng U.P. Tinatayang malayo ang mararating ng tubong Sorsogon na ito.

## at sa natatanging papel



### BEHN CERVANTES

Tinitingalang aktor, direktor, kritiko at guro ng drama, si Behn ay Resident Director ng Pamantasan ng Pilipinas noong nakaraang taon. Siya ay kilala sa pagtatanghal ng mga dulang makabuluhan at may komentaryong sosyal. Dalawa na sa mga ito ang *Pagsambang Bayan* at *Sigaw ng Bayan.* Pinakahuling dinirihe ni Behn sa tanghalan ang *Panahon ni Cristy* at *Kapirasong Lupa.* Bilang direktor naman sa pinilakang tabing, siya ay kinilala sa kontrobersiyal na pelikulang *Sakada.*



### ANGIE FERRO

Hindi lamang isang mahusay na aktres, si Angie ay isa ring direktor at guro ng drama. Maraming taon na rin siyang nagtuturo at namamahala ng mga palihang pangteatro para sa iba't-ibang grupo ng kabataan, estudyante at maging mga propesyonal man. Si Angie ay lumalabas rin sa pelikula, kadalasan sa mga pinamahalaan ni Celso Ad. Castillo. Pinakahuli sa mga ito ay ang *Pagputi ng Uwak* at ang *Atsay.* Naging kasapi siya ng mga tinitingalang samahang pangteatro tulad ng PETA, Dulaang UP, Teatro Pilipino, Gantimpala, atbp.

## mga iba pang



Renato Almira Nards Cabello Ricardo Calip Ben Capili Franco Constantino



Eric Lim Boy Madarang Ismael Marquez David Medina Carmen Mendoza



Grace Plazo Rafael Reyes Jojie Roquia

## nagsisiganap



Ricardo Cortez | Benjamin dela Cruz | Cherry Bong Edralin | Leo Ferreria | Diana Legaspi



Eliseo Obligacion | Dick Orense | Jovito Pacarat | Henry Padilla | Racquel Pateña



Freddie Sanke | Corazon Vizcarra | Evelyn Yoro

# kagawad pansining

**BIENVENIDO LUMBERA**

Nang mahilingan si Bien Lumbera na sumulat ng isang masaya at makulay na musikal para sa Metropolitan Theater, kaagad sumaisip niya ang show business — wala nang higit na makinang kaysa rito — at siya ay lumikha ng isang libreto na ang kasaysayan ay umiikot sa mga buhay at karanasan ng tatlong uri ng pop singers: ang amateur singing champion, ang superstar, at ang mang-aawit na hindi naman superstar. Ayon na rin sa kanya ang kanyang nilikha ay isang makabagong zarzuela. Ginamit niya ang ilang elemento ng tradisyonal na zarzuela: isang probinsiyana na lumuwas patungong Maynila upang makipagsapalaran, mga katatawanan at mga eksenang pagtutuos.
Si Bien na siya rin sumulat ng libreto ng TALES OF THE MANUVU ay isang propesor ng panitikang Pilipino sa UP, patnugot ng magasing *Sagisag,* manunuri-kritiko ng mga aklat, dula at pelikula (kasapi sa Manunuri ng Pelikulang Pilipino), at bagong tagapangulo ng Council for Living Traditions.



*libreto*

musika



**LUCIO SAN PEDRO**

Isang tinitingalang pangalan sa larangan ng musikang seryosa at kundiman, si Maestro Lucio San Pedro ay lumikha ng mga makabagong himig para sa ANG PALABAS BUKAS. Hindi naman tahasang rock, karamihan sa mga himig na ito ay mahuhusay na pagsasama ng himig Broadway at ng jazz gayong lumilitaw pa rin ang damdaming Pilipino. Ang ganitong estilo ay hayag, isang halimbawa, sa awiting *Kontak* na mala-bodabil kung ihahambing sa *Ang Daigdig Mo'y Langit* o sa *Sino Kaya ang Magiging Kampeon?* . Samantala sa *Sampatak na Hamog* naman, balik sa kundiman ang Maestro. Para kay Maestro ang musikang pang-zarzuela ay seryosa rin naman gayong "may kagaangan" nga lamang ng kaunti.

Dalawa sa mga kinikilalang komposisyon ni Maestro San Pedro ay *Ang Buwan sa Kabundukan,* isang matulaing musika na naglalarawan, sa pamamagitan ng himig at tugtugin, ng paglubog ng araw at paglitaw ng buwan sa bulubunduking bayan ng Angono kung saan ang maestro ay naglalagi, at ang kundimang, *Sa Ugoy ng Duyan.*



direksiyon

**TONY MABESA**

Itinuturing ni Tony na isa sa pinakamalaking hamon ng kanyang karera bilang direktor ng tanghalan ang pagdidirihe ng ANG PALABAS BUKAS. Na ito ang kauna-unahang dula na kanyang pamamahalaan matapos niyang mahirang na Theater Director ng Metropolitan ay isa na sa mga dahilan; na ito rin ang unang handog ng seryeng Pilipino Musikal ng Met ay isa pa. Bilang Theater Director, si Tony ay isang mabisang instrumento sa pagpapatuloy ng tradisyon ng Metropolitan bilang isang teatro kung saan makapanunood ang madla ng mga dulang makabuluhan at masayahin na puno ng awitan at sayawan. Si Tony ay kasalukuyan rin Resident Director sa UP kung saan niya itinatag ang Dulaang Laboratoryo, isang grupo ng mga mag-aaral sa pag-arte, pag-dirihe, pagsulat ng dula at stagecraft. Bilang direktor, karaniwan niyang pinamamahalaan ang mga dula ni Brecht, Shakespeare, Landicho, Lapeña, Queaño, atbp. Ang kanyang *Paglipas ng Dilim*, isang paborito, ay naitanghal sa telebisyon sa buong Hawaii.

entablado

**SALVADOR BERNAL**

Isang pangunahing taga-disenyo ng entablado at kasuotan, si Badong ay Resident Designer sa Cultural Center of the Philippines. Unang nag-aral ng Stage Design sa Northwestern University, ipinagpatuloy niya ito at nagpakadalubhasa sa Central School of Arts sa London. Ilan sa mga natatangi niyang disenyo sa entablado ay para sa *A Midsummer Night's Dream, Images, Mass, Trilogy* at *Abaniko.* Samantala, lalo naman siyang kinilala sa pagdidisenyo hindi lamang ng set kundi maging ng kasuotan na rin sa mga malalaking produksiyon na katulad ng *Manila, Manila: As Times Go By* at *Doon Po Sa Amin.*

ilaw

**TEDDY HILADO**

Kung ibabatay sa dami at uri ng mga produksiyon na nahawakan at hinahawakan niya bilang tagadisenyo ng ilaw o Lighting Director, si Teddy na marahil ang nangunguna at pinakadalubhasa sa pag-iilaw sa tanghalan. Karamihan sa malalaki at mataas na uri ng palabas sa Cultural Center of the Philippines, Folk Arts Theater at maging sa labas man ng kompleks na ito ay kanyang hinawakan. Kabilang na sa mga ito ang *The Best of Broadway,* mga produksiyon ng Teatro Pilipino, at kamakailan ang *Oliver.* Sa kasalukuyan siya ang Theater Director ng Folk Arts Theater at Assistant Theater Director naman ng Cultural Center of the Philippines.

sayaw

**TONY LLACER**

Isang mahusay na mananayaw, si Tony ay nagtanghal sa Broadway sa ilang dulang musikal na kinabibilangan ng *Gypsy, Pal Joey, Sweet Charity, Irma La Douce, Flower Drum Song,* atbp. Bilang mananayaw siya ay nakasamang magtanghal sa iba't ibang panig ng Estados Unidos na katulad ng Las Vegas, Los Angeles at Chicago. Isa siya sa 16 na mananayaw na lalaki (600) ang pinagpilian) na napiling magtanghal kasama ang Russian Bolshoi Ballet nang ito ay unang magtanghal ng *Romeo and Juliet* sa Nueba York. Siya ang choreographer ng *In the Beginning* at *Les Patineurs* ng Dance Theater Philippines at ng *My Fair Lady, Kismet, Gems of the Opera* at *Best of Broadway, '72, '74,* at *'76.*

kasuotan

**CESAR CERVANTES**

Bagama't nakapagdisenyo na siya ng kasuotan para sa ilang yugto ng *The Best of Broadway,* itinuturing ni Cesar na unang hamon sa kanyang kakayahan sa pagdidisenyo ng mga kasuotan para sa entablado ang ANG PALABAS BUKAS. Isang house designer ng Lily of the Valley, kadalasa'y nauukol niya ang kanyang panahon sa fashion designing.

UNANG YUGTO

EKSENA 1

-- Sino ang Magiging Kampeon? (Awit)
Mga manonood, Isang finalist, Dora

EKSENA 2

-- Minsan Isang Taon Sumapit ang Pista (Awit at Sayaw)
Mga Mamamayan

-- Kontak (Awit)
Alex, Trixie, Xander, Mamamayan

-- Hassle Talaga Ang Maging Sikat Ka (Awit)
Joy

— Ang Daigdig Mo'y Langit (Awit)
Dora

-- Pangarap (Awit)
Mio, Dora

(INTERMISYON — 10 MINUTO)

Libreto/BIENVENIDO LUMBERA • Musika/LUCIO SAN PEDRO • Di

# mga nagsisiganap

DORA -- Noemi Manikan-Gomez
MIO -- Vladimir Valera
JOY — Jay Valencia-Glorioso
ALEX — Gamaliel Viray
TRIXIE — Lulu Francisco
ANING -- Minda Azarcon
TV DIRECTOR -- Behn Cervantes
MRS. SILVINA DORADO
at JINGLES -- Angie Ferro
XANDER -- Rene Requiestas

EMONG -- Ricardo Cortez
MAYOR BARTOLOME DORADO -- Henry Padilla
TIN-EDYER — Racquel Pateña
MILLIE — Jojie Roquia
MELBA -- Chinggay Orlino
PROS SANTILLAN -- Felindo Obach

**HI-FOLKS/JEFFOLKS**
PADJO — Boy Madarang
BIMBO — Freddie Sanke
TOTIE — Leo Ferreria

**AMATEUR FINALISTS**
MATEA CIRENO (Finalist 1) -- Evelyn Yoro
SOSTENES DIMACUHA (Finalist 2) -- Renato Almira
CIPRIANO DOMINGO (Finalist 3) -- Leopoldo Gatmaitan

**MAMAMAYAN, MANONOOD, MANANAYAW, KORO**

Renato Almira
Eliseo Obligacion
Jojie Roquia
Chinggay Orlino
Felindo Obach
Cherry Bong Edralin

Diana Legaspi
Carmen Mendoza
Corazon Vizcarra
Evelyn Yoro
Grace Plazo
Ben Capili

David Medina
Eric Lim
Freddie Sanke
Raphael Reyes
Benjamin de la Cruz
Jovito Pacarat

Ismael Marquez
Dick Orense
Constantino Franco
Ricardo Calip
Nards Cabello
Racquel Pateña
Divina Cavestany

Tampok din: **MANILA SYMPHONY ORCHESTRA**

# Programa

# ANG PALABAS BUKAS

## Isang Pilipino Musikal

IKALAWANG YUGTO

EKSENA 1

— Alas Singko (Awit)
Commuters

— Araw-araw sa Maynila (Awit)
Mio, Dora

EKSENA 2

— Tsans (Awit at Sayaw)
Trixie at Koro

EKSENA 3

EKSENA 4

— Ala-ala ng Clover (Awit)
Alex

— Mag-Ingat Ka (Awit)
Mio, Hi-Folks

EKSENA 5

— Masarap Ang Ulam Natin (Awit at Sayaw)
Koro

— Masakit Kang Magsalita
Dora, Mio

*(INTERMISYON — 10 MINUTO)*

IKATLONG YUGTO

EKSENA 1

- Dream Sequence (Sayaw)

Dora, Joy, Mio, Mga Mananayaw, Koro

EKSENA 2

- Karaniwang Ina (Awit)

Aning

EKSENA 3

- Sampatak ng Hamog (Awit)

Mio

EKSENA 4

- Imbiyerna (Awit)

Direk

- Ayoko Na (Awit)

Joy

EKSENA 5

- Araw-araw sa Maynila (Awit)

Dora, Mio, Koro

- Ang Palabas Bukas (Awit)

Lahat

**TATAGAL ANG PALABAS NANG DALAWANG ORAS AT DALAWANGPUNG MINUTO (KASAMA ANG INTERMISYON)*

Y HILADO • Sayaw/ TONY LLACER • Kasuotan/CESAR CERVANTES

# mga bilang na musikal

## SINO KAYA ANG MAGIGING KAMPEON

*(Mga Manonood)*

Sino kaya ang magiging kampeon?
Kaninong pangalan, kaninong pangalan
Ang idurugtong kaya sa nakabiting tanong?
Pigil na paghinga, dagundong ng tambol
Kaninong pangalan, kaninong pangalan
Ang kakalas sa pananabik na pinagbuhol-buhol
Sino kaya ang magiging kampeon?
Kaninong pangalan, kaninong pangalan?
Sa utak at dibdib, pag-asa'y mamatay-mabuhay.

*(Finalist 2)*

Sa ganitong buhay na walang pag-unlad
Isa nang pag-asa ang paglalagalag
Premyong salapi kung mapapasapalad
Maisasagawa ang lahat kong balak
Tutuklasin ko ang hiwaga ng siyudad.

*(Dora)*

Laging sinasabi ng hirap kong inay
Tinig ko raw ay puhunan
Akin itong isinusugal
Tuwing may paligsahan
Baka sakaling may mapanaluna'y
Hahangao sa amin sa hikahos na buhay
Pansamantala man.

## MINSAN ISANG TAON SUMAPIT ANG PISTA

*(Mamamayan)*

Minsan isang taon sumapit ang pista
Kami ay naghanda ng baboy at baka
May bigas na bago, may nata de piña
Gumastos ng todo nang pista'y sumaya.
Ang bahay na pawid ay kinurtinahan
Ang kalyeng maputik ay pinatambakan
Dinding na may butas ay pinatagpian
Ang banderitas, hayu't kumakaway.
Ang mga kampana ay kumakalembang
Tinatawag tayo papuntang simbahan
May kumpil at binyag, tao ay siksikan
Ang ninong at ninang pinagpapawisan.





Sa amoy at usok sa mga bakuran
Iyong matatantya laki ng handaan
Tiyak mabubusog si Maria't Juan
Minsan isang taon bibigat ang tiyan.
May rayuma ka man ay napapamartsa
Sa tambol at bombo ng apat na banda
Sanay man sa bomba ay napapanganga
Sa naghaharutang binata't dalaga.
Bukas pag natapos ang masayang pista
Nariyan na naman ang dating umaga
Mga musikero'y nangagsiuwi na
Babangon, kakayod, hahanap ng pera.

**KONTAK**

*(Alex)*

Nakilala sa ngalang Alex
Sa bodabil, expert dancer
Nang magsara ang Clover
Naging bisnes partner nang misis.

*(Xander)*

Xander the greatest
Dyunyor po ni Alex
Dating matinik sa magic
Ngayo'y alalay ni Mother.

*(Trixie)*

Isinilang na Emperatriz
Trixie ngayon sa showbiz
Syanang nagka-ulo sa bisnes
Kahera ng D'Empress Artists.

*(Alex, Xander at Trixie)*

Kontak ang aming negosyo
Kalabit doon, bulong dito
Mapa-sauna, mapa-kanto
Inilalako'y talino.

*(Mamamayan)*

Kontak ang nagpapatakbo
Sa makina ng kotseng de-otso
Pag wala nito, eka ng chiks mo
Flashlight mo ay pundido.
Sa langit man o impyerno,
Kontak din ang sekreto
Ng santo at demonyo
Kaluluwang wala nito
Ang bagsak, purgatoryo.





## HASSLE TALAGA ANG MAGING SIKAT KA

*(Joy)*

Hassle talaga
Ang maging sikat ka
Dahil kilala
Laging nakatinda
Saan man pumunta
May nakatanga
Gabi at umaga
Inuusyoso ka.
Everything you do
Ay alam ng tao
Be yourself, kuno
But that's eskandalo.
Parang me telepono
Sa loob ng ulo
Always on the go
Nakakagago.
Pero buhay na ito ay ginusto ko
Narito na ako at walang reklamo
Nakatapak sa tuktok ng mundo
Kung minsan nga lang, medyo nakahihilo.
Hassle talaga
Ang maging sikat ka
Laging alaala
Baka lumubog ka.
Gabi at umaga
Laging nakanganga
Ang gawang pagkanta
Nagiging parusa.



## ALAS SINGKO

*(Commuters)*

Sa Lawton at sa Quiapo
Avenida't C.M. Recto
Lalaksan ang loob, Inday
Pagpalo ng alas singko.
Sa Edsa at Cubao
Santa Mesa't España
Pagsipol ng alas singko
Huwag aanga-anga.
Kung ika'y makahiyang
Masyadong maselan
Ang payo ko, Ale
Alas singko'y iwasan
Mukha'y nangangapal
Sa pawis at alikabok
Me bad breath na sumisingaw
Sa kilikiling nanlalapot.
Alas singko sa downtown
Sa highway, saanman
Ay, buhay sa Kamaynilaan.
Maporma ka mang kelot
Dyagan ka mang bobits
Walang sinasanto
Pagsiksikan ang trapik.
Sa tili ng busina
Tenga'y nabibingaw
Sa usok ng tambutso
Nangangalirang ang tutsang.
Ikaw ma'y si Herodes
Kahit pa si Pilato
Pantay-pantay lang, boss
Paghirit ng alas singko.
Kung di sanay ang mag-jogging
Mambalya't maniko
Huwag kang paaabot
Sa bira ng alas singko.
A las singko sa lansangan
Takbo, lundag, aray
Ay, buhay sa Kamaynilaan.

## ARAW-ARAW SA MAYNILA

*(Mio)*

Araw-araw sa Maynila
May pintong biglang bumubukas
Parang tanghalang may isisiwalat
Tagpong asam na maganap
Mukhang tagal nang hinanap.



Parang tanghalang may isisiwalat
Tagpong asam na maganap
Mukhang tagal nang hinanap.

*(Dora)*

Taong naghahabol sa buong maghapon
Takot na maubos ang gintong panahon
Ay di nakapansing may ulilang ibon
Hanap ay konting lilim at doon sisilong
Narito ka ngayon
At ang dapithapo'y biglang naging payong
Na masisilungan kung biglang umambon.

*(Mio)*

Sa ingay at gulo ng mga lansangan
May pintong bumukas, ikaw
Ang nariyan.
Kulimlim na langit ay nagkabanglaw
Sa katahimikang marahang gumapang
May awit sa pusong sa hangi'y lumutang.

*(Dora)*

Araw-araw sa Maynila
May pintong biglang bumubukas
Parang tanghalang may isisiwalat
Tagpong asam na maganap
Mukhang tagal nang hinanap.
Tagpong asam na maganap
Mukhang tagal nang hinanap.

**TSANS**

*(Trixie)*

Sa Maynila ang buhay
Kung baga sa dyip
Estilong unahan
Konting bilis.
Sa Maynila'y nagkalat
Ang taong may boses
Pero hindi lahat
Ay naririnig.
Dito sa Maynila
Kahit ka may gimik
Kung ito ay wala
Di ka masisilip.
Hindi anting-anting
Hindi kababalaghan
Kung tuturingan natin
Tsans.

*(Trixie at Koro)*

Tsans.
May pintong bubukas
Kung susing tanga'y
Tsans
May hagdang paakyat
Kung ang baytang ay
Tsans
Ang tala'y sisikat
Kung ang pagsasabita'y
Tsans
Tsans
Tsans.

### ALAALA NG CLOVER ER

*(Alex)*

Sa paa ng tulay sa dating Plaza Goiti
Sa baybay ng Pasig merong dating sine
Third-class kung tawagin, mainit, mapanghi
Clover ang pangalan, first-class kung sa arte.
Doon po kung hapon, me extravaganza
Ang marangyang turing sa palabas ni Zarah
Laging dinudumog ng surot at masa
Ang murang palabas ng bodabilista.
Ang bodabil ngayon kung maalaala
Tila matabang na, kulang sa paminta
Ngunit me panahong ito'y nagpakita
Ng mga tanawing kaliga-ligaya.
Sa kanyang tanghalang makipot, masikip
Me konting kantahan, me sayaw at madyik
Me malaswang biro, merong akrobatik
Ang medyor atraksyon, paggiling ng burles.
Sa munting halaga'y malaking kas'yahan
Ang nagiging sukli sa kalalakihang
Twing me bagong programay nagsisiksikan
At sabik na sabik sa bagong kakuwanan.
Ngunit tumataas sa bawat panahon
Presyo ng bilihing parang alta presyon
Pati na ang hilig at ang ekspekteysyon
Ng publikong sabik sa leytest senseysyon.
Ngayo'y panahon ng seksing artista.
Itinago noon, ngayo'y inilabas na
Walang nang sekreto, dumating ang bomba
Nakabilad lahat, mitsa at pulbura.

### AWIT MAG-INGAT KA

*(Mio)*

Kung hilig mo'y magmusiko
Mag-ingat ka, Selo
Di bawat manggagantso'y
Nakatambay sa kanto.
May humahawak sa negosyo
Ikaw ang insitrumento
Kung baga sa ensayo
Kumpas ay hawak mo
Pero ang tugtog at tiyempo
Idinidikta ng amo.

*(Hi-Folks)*

Ang radyo'y umaandar
Umiikot ang plaka
Telebisyo'y umaandap
Yumayaman ang kapitalista.





(Bimbo)

Kung me ambisyong kumanta
Mag-ingat ka, Marta
Kahit na pumasa
Babagsak pa ring tanga
Bago ka pumirma
Sa alinmang kontrata
Tiyakin muna sana
Sino'ng kakabig ng kita
Di basta't naisa-plaka
Magkakakuwarta na.

(Hi-Folks)

Ang radyo'y umaandar
Umiikot ang plaka
Ang telebisyo'y umaandap
Yumayaman ang kapitalista.

(Toti)

Kung papasok sa showbiz
Mag-ingat ka, Felix
Baka me ulo sa bisnes
Maglako na lang ng atis
Sa buhay na pa-gimik
Pagsisisi'y sumasapit
Di pagkat ikaw ang artista
Magkakamal na ng atik
Kundi magiging wa-is
Kakatayin ng suwitik.

(Hi-Folks)

Ang radyo'y umaandar
Umiikot ang plaka
Telebisyo'y umaandap
Yumayaman ang kapitalista

(Padjo)

Kung tipo mong maging sikat
Mag-ingat ka, Ditas
Sa showbiz ay nagkalat
Mga pating at limbas
Kung sabihang ibibild-up
Payo ko'y huwag kikisap
Pag ikaw ay nalingat
Habang nagpapasalamat
Tinangay na ng kumag
Ang puri mo, pati handbag.

(Hi-Folks)

Ang radyo'y umaandar. . . . . .







**MASARAP ANG ULAM NATIN**

Darling, mabuti nama't 'muwi ka pa
Kami ni beybi'y nag-aalaala
Baka nakakalimot ka na
May tungkulin ka sa anak at asawa.
Ibinabalita ng mga kaibigan
Beerhouse na raw ang 'yong tirahan
Bakit kaya, ano' ng pagkukulang
At kaming mag-ina'y pinababayaan?
N'ong tayo'y bagong kasal
Ginagawang pugad ang aking kandungan
Baka kaya, darling, ikaw ay naligaw
Ibang pugad na ang nililimliman.
Masarap ang ulam natin ngayong gabi
Halina, darling, sa aki'y tumabi
Mainit-init pa ang aking putahe
Kung titimusan, ang aking paki
Ingatan, ingatang magising si beybi.

**MASAKIT KANG MAGSALITA**

*(Dora)*

Masakit kang magsalita. . . .

*(Mio)*

Salita'y nagkakatalim. . . .

*(Dora)*

Umiiwa ang 'yong dila. . . .

*(Mio)*

Sa tumanggap na may lihim.

*(Dora)*

Ibinibintang sa aki'y
Mahalay isipin. . . .

*(Mio)*

Ako nga'y tapatin,
Sino ba sa amin
Ang 'yong pipiliin?





*(Dora)*

Alam mo ang mithiing
Pangarap ko ay marating.

*(Mio)*

Pangarap mo ay kay tayog,
Hinding-hindi ko maabot.
Panimbang kang lubos
At baka mahulog.

*(Dora)*

Di sapagkat nagkasundo,
Ako'y pabibilanggo. . . .

*(Mio)*

Nang tanggapin ang pagsuyo,
Nasaan ang iyong puso?

*(Dora)*

Laya'y di ko isinuko.

*(Mio)*

Gayon pala'y bawiin na ang pangako,
Sa maigsing ligaya'y maraming salamat po.

*(Dora)*

Unawain. . . .

*(Mio)*

Mapanlinlang ang pangarap. . . .

*(Dora)*

Pahintulutan. . . . .

*(Mio)*

Ang palakpaka'y may hanggan. . . .

*(Dora)*

Ayaw man lang pakinggan. . . .

*(Mio)*

Ang kahina-hinayang
Pag-ibig na tinalikdan!

*(Dora)*

Pag-ibig na tinalikdan!

## KARANIWANG INA

*(Aning)*

Ako'y isa lamang
Karaniwang ina
Nangarap sa hirap
Ng konting ginhawa.
Ang isa kong anak
Butihing dalaga
Lumuwas sa Maynila
Habol ang pag-asa.
Doon sa Maynila
Dahil probinsyana
Dagliang hinigop
Ng huwad na ligaya.
Tumuntong sa ulap
Siya'y nakilala
Nalapit sa langit
At siya'y sinamba.
Ngayo'y isang bitwing
Sa gabi't umaga
Kumikisap-kisap
Na libong bombilya.
Pagkalayo-layo
Ng liwanag niya.
Maabot pa kaya
Ng kapatid at ina?

## SAMPATAK NA HAMOG

*(Mio)*

Sampatak na hamog sa natuyong dahon
Sambutil na luhang sa mata'y bumalong
Kaputol na awit ng nagdaang ibon
Himutok ng pusong sa labi'y umahon.
Ang pangungulila ay parang halamang
Umuusbong pa rin hindi man diligan
Nagsasangang pilit kahit na tag-araw
At nagkakalilim kahit pabayaan.
Landas na patungo sa iyong tahana'y
Sinlayo ng ulap, singhaba ng buhay
Kung aking tuntunin, ikaw ba'y daratnan
Patuluyin kaya kung mananawagan?





## IMBYERNA!

Super kuno ang star na 'yan
Well, excuse me na lang, 'Day
Ang biyuting 'to naman
Ay only the best director in town
Itsura lang n'ya ang magpapahintay
Nevah n'ya akong mapa-iistaran
I work with professionals.
How naman in this condition
Can my art achieve perfection
Always rushing, wa'ng panahon
Pero expecting pang-awards production.
Kesehodang jump for joy
If I know, junk ang amoy
Alredy ng show ng Donya Jaloyjoy
Hoy, hoy-y-y-y-y, hoy-y-y-y-y!
Sa kahihintay
Ang byuti ko'y naluluray
Wiz ko na stand
Manloloki aki pag ganyan nang ganyan!
Wa ko type ang mahadera!
All pa-quieme ang impakta!!
May I walk out, isnabera!!!!
Type ko na ang ma-imbyerna!!!!

## AYOKO NA

Ang sabi sa akin pagsikat ng araw
Banatin ang oras pigilin ang araw
Sawa na ako sa ganyang buhay.
Manikang de-susi ang aking buhay
Hindi ko na tangan ang aking buhay
Ayoko na, Nanay, sa aking laruan.
Minsa'y may nangakong akin na ang buwan
Nang akyatin ko, mata'y nasilaw
Ang nahawakan, bungong nalulusaw
Hindi pala pilak, ako'y nalinlang.
Kanina pagbangon, ako'y nagulantang
Duloy ng sandali'y tumulin-bumagal
Kulimlim ang silid, katabing orasa'y
Malamig ang mukha, matigas ang kamay.
Ulilang-ulila sa kaitaasan
Ayoko na, Nanay, sindihan ang ilaw.



## ANG PALABAS BUKAS

*(Trixie)*

Ang palabas bukas
Ang palabas ngayon.
Bukas ang palabas
Palabas kahapon.

*(Alex)*

Malayong mag-iba
Ang luma nang kuwento
Kung ang dating kuwenta'y
Hindi nagbabago.

*(Aning)*

Kuwenta'y pinainog
ng lumang sistema
Pag di ka kumamot
Titirisin ka

*(Joy)*

Ang kaitaasan
ay inakyat ni Joy
sa langit-langitan
Ngayo'y nakakulong

*(Mio)*

Pagdating sa dulo
Ng piniling landas
Namulat si Mio
Sa pagliliwanang.

*(Dora)*

Habol ang pag-asa
Umahon sa hirap
Nangarap si Dora
Nagising sa syudad.

*(Toti)*

Ang palabas ngayon
ay bibigyang-wakas
Pagsara ng telon
Meron pang palabas.

*(Lahat)*

Ang palabas bukas
Ang palabas ngayon
Bukas ang palabas
Ay wala nang telon.

## kagawad ng produksiyon

*tugtugin*
**MANILA SYMPHONY ORCHESTRA**

*piyanista sa pag-eensayo*
**JULIE MENDOZA**
**MYRNA LOPEZ**

*tagapangasiwa ng produksiyon*
**RUTH PAMBID**

*tagapamahal ng entablado*
**MARY PRICE**

*katulong na tagapamahala ng entablado*
**WENCY DE LA CRUZ**
**RACQUEL PATEÑA**

*kalihim ng produksiyon*
**SUSAN ARESPACOCHAGA-SISON**

*publisidad*
**BIBSY CARBALLO**
**GLENDA GARCIA**
**MENCY ALMENDRA ZUÑIGA**

*promosyon*
**RAUL VEGA**

*programa*
**JOVENAL VELASCO**

*potograpiya*
**DANNY PATEÑA**

*make-up*
**BEAUTIFONT**


## *pasasalamat*

LIZAN FABRIC DISTRIBUTOR
UNIVERSAL TRICOT MILLS
LEE ANDRES
INDAY BADIDAY
PAT LAZARO
MERCIE HENARES
BROADCAST CAMPUS
MAGNOLIA DAIRY PRODUCTS



# MANILA METROPOLITAN THEATER



| | |
|---|---|
| EXECUTIVE DIRECTOR | CONCHITA SUNICO |
| DEPUTY DIRECTOR | AMADO LAGDAMEO JR. |
| EXECUTIVE ASSISTANT FOR ADMINISTRATION | SUZIE BENITEZ |
| EXECUTIVE ASSISTANT FOR OPERATION | ROSARIO MANZANO |
| THEATER DIRECTOR | ANTONIO MABESA |
| TECHNICAL DIRECTOR | CESAR ROBERTO ROCES |
| SALES AND PROMOTIONS DIRECTOR | RAUL VEGA |

*Ang palabas bukas*
*Ang palabas ngayon*
*Bukas ang palabas*
*Ay wala nang telon.*

# Beautifont

BY

# AVON

HIGH-FASHION COSMETICS

*distinctively formulated for the filipina*